# IKA-10 NG ENERO, LUNES I

## Panalangin Sa Umaga

### PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang ating mga labi.**
At pupurihin ka ng aking bibig.

### PAANYAYA SA PANALANGIN ANTIPONA

**Tayo'y lumapit sa Panginoon nang may papuri at pasasalamat.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak. *(Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang. *(Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan. *(Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang. *(Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan." *(Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen. *(Antipona)*

## AWIT

Kay dakila mo, O Diyos Amang walang hangganan,
Ang lahat ng liwanag, ikaw ang pinagmulan.
Darating sa daigdig yaring bukang-liwayway
Tanda ng pag-ibig mo na walang katapusan.

Ikaw, O Hesukristo, ang tunay naming araw
Kaloob mo ay buhay sa katawa't isipan.
Dinggin mo ang dalanging kami'y iyong tulungang
Malayo sa masama't anumang kasalanan.

O Espiritu Santo, sa amin ay manahan
Loob ay bigyang-lakas, gawing banal ang buhay
Maghapon ay harapin sa gawang kabutihan
Sa pagsapit ng gabi ay payapang hihimlay.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Sa iyo, O Panginoon, puso ko'y iniaalay; iyo sanang dinggin ang aking pang-umagang dasal.

**Salmo 5:2-10, 12**

*(Pang-umagang panalangin ng humihingi ng tulong)*

Diyos ko at hari, lingapin mo ngayon
Itong tumatawag at napatutulong.
Sa iyo, O PANGINOON, ako dadalangin,

Sa dapit-umaga ang tinig ko'y dinggin;
Ang katugunan mo sa aking pagdaing,
Pagsikat ng araw, aking hihintayin.

Ang gawang masama'y di mo kalulugdan,
Ang gawaing hidwa'y di mo papayagan;
Ang mga palalo't masasamang asal,
Iyong itatakwil at kasusuklaman.

Parurusahan mo yaong sinungaling,
Pati mararahas at ang mga taksil.

Dahilan sa iyong tanging pagmamahal,
Ako ay dudulog sa iyong tahanan;
Sasambahin kita sa templo mong banal,
Bilang isang tanda ng aking paggalang.

Naglipana mandin ang aking kaaway,
O Dakilang PANGINOON, ako'y pangunahan;
Tulungan mo ako na lagi kong sundan,
Ang kalooban mo magpakailanman!

Walang katapatan silang magsalita,
At ang hangad nila'y pawang paninira;
Bukas na libingan ang kahalimbawa
Niyong bibig nilang sanay na mandaya.

Ang nagtitiwala sa 'yo'y magagalak,
Masayang aawit sila oras-oras;
Iyong iingatan yaong mga tapat,
Na dahil sa iyo'y lumigayang ganap.

Pinagpapala mo, O Diyos, yaong tapat,
Ang iyong kandili ay kanyang kalasag.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Sa iyo, O Panginoon, puso ko'y iniaalay; iyo sanang dinggin ang aking pang-umagang dasal.

**Antipona 2:** Pinupuri namin ang iyong dakilang ngalan, O Panginoon naming Diyos.

**Awit: 1 Cronica 29:10b-13**

*(Sa Diyos lamang nararapat ang kadakilaan at karangalan)*

Karapat-dapat kang purihin magpakailanman Panginoon!
Ang Diyos ni Jacob na aming ama.

Sa iyo ang kadakilaan, ang kapangyarihan,
Ang kapangyarihan, ang karangalan at pagtatagumpay.

Pagkat iyo ang lahat ng nasa langit at nasa lupa.
Sa iyo ang buong pamamahala at ikaw ang hari ng lahat.

Sa iyo nagmumula ang kayamanan at ang karangalan.
Taglay mo ang kapangyarihan at kadakilaan,
At ikaw ang nagbibigay ng lakas at kapangyarihan sa lahat.

Pinasasalamatan ka namin, O Diyos.
At pinupuri ang iyong dakilang pangalan.

*(Hindi dadasalin ang 'Papuri sa Ama at…')*

**Antipona 2:** Pinupuri namin ang iyong dakilang ngalan, O Panginoon naming Diyos.

**Antipona 3:** Sambahin ang Diyos sa kanyang banal na luklukan.

**Salmo 29**

*(Ang papuring parangal sa Salita ng Diyos)*

Purihin ang Panginoon ninyong banal na nilalang,
Pagkat siya ay dakila't marangal ang Kanyang ngalan
Ang PANGINOON ay dakilain, purihin ang Diyos na Banal,
Yumuko ang bawat isa kapag siya ay dumatal.

Sa gitna ng karagatan tinig niya'y naririnig,
Ang tinig ng dakilang Diyos, parang kulog ang kaparis;
Sa laot ng karagata'y hindi ito nalilingid,
Pag nangusap na ang PANGINOON, tinig niya'y ubod lakas,
Ngunit tinig-kamahalan, kapag siya'y nangungusap.

Maging kahoy, winawasak ng tinig ng Panginoon.
Kahit ito'y kahoy sedro na buhat pa sa Libano.
Lumulundag na bisiro, gayon ang Bundok Libano,
Parang torong lumulukso ang anyo ng Bundok Hermon;
Sila'y pawang nauuga sa tinig ng Panginoon.

Kapag siya'y nagwiwika, lumalabas yaong kidlat,
Nayayanig pati ilang, kapag siya'y nangungusap;
Pati ilang nitong Cades, sa pagyanig umiindak.
Kung ang PANGINOON ay magsalita, ang usa'y napapaanak,
Ang dahon ng kakahuya'y paraparang nalalagas;

Yaong mga nasa templo'y sumisigaw, nagagalak,
"Ang PANGINOON ay papurihan!" ganito ang binibigkas.
Siya rin ang naghahari sa dagat na kalaliman,
Namumuno siya roon bilang hari, walang hanggan.

Ang PANGINOON ang nagbibigay ng lakas sa mga hirang,
At siya ring nagpapala upang sila'y matiwasay.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Sambahin ang Diyos sa kanyang banal na luklukan.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(2 Tesalonica 3:10b-13)*

Huwag ninyong pakanin ang sinumang ayaw gumawa." Binanggit namin ito sapagkat nabalitaan naming may ilan sa inyo na ayaw magtrabaho at walang inaatupag kundi manghimasok sa buhay ng may buhay. Sa pangalan ng Panginoong Hesukristo, mahigpit naming ipinagtatagubilin sa mga taong ito na sila'y maghanapbuhay at mamuhay nang maayos. Mga kapatid, huwag kayong magsasawa sa paggawa ng mabuti.

## TUGUNAN

**Purihin ang Panginoong ating Diyos, purihin siya sa lahat ng panahon.**
— Purihin ang Panginoong ating Diyos, purihin siya sa lahat ng panahon.

**Hindi maihahambing kahit saan ang kanyang mga dakilang gawa.**
— Purihin sa lahat ng panahon.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Purihin ang Panginoong ating Diyos, purihin siya sa lahat ng panahon.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

**Antipona:** Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel.

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Ipinagkakapuri natin si Kristo sa lahat ng tao, sapagkat tigib siya ng pagpapala at ng Espiritu Santo. Dumulog tayo sa kanya nang may pananalig:**

*Ipagkaloob mo sa amin ang iyong Espiritu, Panginoon.*

Igawad sa amin ang isang mapayapang araw,
— Sa pagsapit ng gabi, pupurihin ka namin nang may tuwa at pusong dalisay.

Sumaamin nawa ngayon ang iyong kadakilaan,
— gabayan ang kilos ng aming mga kamay.

Sinagan nawa kami ng iyong mukha at panatilihin sa kapayapaan,
— ipagsanggalang kami ng bisig mong makapangyarihan.

Pagpalain mo ang mga umaasa sa aming mga panalangin,
— gawaran sila ng biyayang espirituwal at pangkatawan.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama**
**magmula nawa sa iyong paggabay**
**ang lahat ng aming ginagawa**
**ay aming maipagpatuloy ito sa tulong ng iyong awa.**
**Tulutan mong sa iyo lamang manggaling ang aming gawain**
**upang makamit namin ang kaganapan nito sa tulong mo.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo,**
**kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.**
**Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan**
**at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

**Panalangin sa Takipsilim**

## PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

## AWIT

Panginoong Hesus, kami nawa ay samahan
Ngayon pong naglaho na ang liwanag ng araw.
Pag-asa sana nami'y h'wag dumilim sa gabi
Kundi ang pananalig ang siyang manatili.

Panginoong Hesus, bigyan ng kapayapaan
Kami pong nanghihina sa pagsubok na taglay
At gawaran mo ng ilaw ng kinabukasan
Upang kadakilaan mo'y muling masilayan.

O Diyos na walang hanggan, may tatlong Persona,
Ikaw ang naghahari, sa lakas ay sagana.
Ang kapangyarihan mo'y sadyang walang kapara,
Sa 'yo lamang nagmula, buhay na dinadala.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Kinakalinga ng Panginoon ang mga mahihirap.

**Salmo 11**

*(Hindi binibigo ng Diyos ang matuwid)*

Sa Panginoong Diyos ipinagkatiwala yaring kaligtasan.
Ang payong ganito'y di dapat sabihin sa akin ninuman:
"Lumipad ka agad katulad ng ibon patungong kabundukan,

Pagkat yaong pana nitong masasama'y laging nakaumang,
Upang ang matuwid, pagsapit ng dilim, tudlain na lamang.
Anong magagawa ng mabuting tao, kung pati saligan
Ng kanyang pag-asa'y gumuho nang ganap at wala ng saysay?"

Ang Diyos na PANGINOON, ay matatagpuan sa banal na templo,
At doon naman sa mataas na langit, naroon ang trono;
At magbuhat doon ay pinagmamasdan ang lahat ng tao,
Walang malilingid anuman ang gawin ng lahat ng ito.

Lahat ng mabuti pati ang masama ay sinisiyasat,
Namumuhing lubos siya sa suwail na wala nang batas.
Yaong masasama'y pinahahatdan n'ya ng bagang maningas —
Apoy na asupre, upang pahirapan sa matinding alab.

Ang PANGINOON ay tapat, sa gawang mabuti siya'y nalulugod
At sa piling niya, mabubuhay silang sa kanya'y sumunod.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Kinakalinga ng Panginoon ang mga mahihirap.

**Antipona 2:** Mapalad ang mga may malinis na puso, sapagkat makikita nila ang Diyos.

## Salmo 15

*(Sino ang karapat-dapat na humarap sa Panginoon?)*

Sino kayang tatanggapin sa templo mong nasa Sion?
Sino kaya ang marapat sa burol mo, Panginoon?

Yaong mga masunurin na sa iyo'y nakikinig,
At ang laging ginagawa'y naaayon sa matuwid,
Kung mangusap ay totoo, sa lahat at bawat saglit,
Yaong gawang paninira'y hindi niya naiisip.

Kailanman, siya'y tapat makisama sa kapwa,
Sa kanyang kaibiga'y wala siyang maling gawa;
Hindi siya nagkakalat ng di tunay na balita.
Hindi niya tinatanggap ang sa PANGINOONG itinakwil,
At ang binibigyang dangal ay ang mga masunurin;

Sa pangakong binitiwa'y hindi sila nagtataksil,
Kahit anong kahinatnan salita n'ya ay tutupdin.
Hindi siya humihingi ng patubo sa pautang,
At kahit na anong gawi'y hindi siya masuhulan,
Upang yaong walang sala'y patawan ng kasalanan.
Ang ganitong mga tao'y mag-aani ng tagumpay.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Mapalad ang mga may malinis na puso, sapagkat makikita nila ang Diyos.

**Antipona 3:** Hinirang tayo ng Diyos sa pamamagitan ni Kristo upang maging mga anak na ampon niya tayo.

**Awit: Efeso 1:3-10**

*(Ang Diyos ang Tagapagligtas)*

Magpasalamat tayo sa Diyos
At Ama ng ating Panginoong Hesukristo!
Pinagkalooban niya tayo
Ng lahat ng pagpapalang espirituwal
Dahil sa ating pakikipag-isa kay Kristo.

At sa atin ngang pakikipag-isang ito;
Hinirang na niya tayo bago pa nilikha ang sanlibutan
Upang maging banal at walang kapintasan sa harapan niya.

Dahil sa pag-ibig ng Diyos,
Tayo'y kanyang itinalaga upang maging mga anak niya
Sa pamamagitan ni Hesukristo.

Iyan ang kanyang layunin at kalooban.
Purihin natin siya
Dahil sa kanyang kahanga-hangang pagkalinga sa atin
Sa pamamagitan ng kanyang minamahal na Anak!

Tinubos tayo ni Kristo sa pamamagitan ng kanyang kamatayan
At sa gayo'y pinatawad na ang ating mga kasalanan.
Gayon kadakila ang pag-ibig na ipinadama niya sa atin!

Binigyan niya tayo ng karunungan at kabatiran
Upang lubos nating maunawaan
Ang kanyang lihim na panukala na isasakatuparan
Sa pamamagitan ni Kristo pagdating ng takdang panahon.

Ang panukalang ito ay pag-isahin kay Kristo
Ang lahat ng nasa langit at nasa lupa.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Hinirang tayo ng Diyos sa pamamagitan ni Kristo upang maging mga anak na ampon niya tayo.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Colosas 1:9b-11)*

Patuloy naming idinadalangin sa Diyos na nawa'y puspusin niya kayo ng kaalamang kaloob ng Espiritu upang lubusan ninyong maunawaan ang kanyang kalooban. Sa gayon, makapamumuhay kayo nang karapat-dapat at kalugud-lugod sa Panginoon, sasagana sa mabuting gawa, at lalawak ang inyong pagkakilala sa Diyos; Idinadalangin din naming kayo'y patatagin niya sa tulong ng kanyang dakilang kapangyarihan upang masaya ninyong mapagtiisan ang lahat ng bagay.

## TUGUNAN

**Panginoon, ang makapagpapagaling sa akin ay ikaw lamang, sapagkat pinasakitan kita ng aking mga kasalanan.**
– Panginoon, ang makapagpapagaling sa akin ay ikaw lamang, sapagkat pinasakitan kita ng aking mga kasalanan.

**Minsan ko pang sasabihin: Panginoon, ako'y iyong kaawaan,**
– sapagkat pinasakitan kita ng aking mga kasalanan.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
– Panginoon, ang makapagpapagaling sa akin ay ikaw lamang, sapagkat pinasakitan kita ng aking mga kasalanan.

## PAPURING AWIT NI MARIA

**Antipona:** Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon, sapagkat nilingap niya ang kanyang abang alipin.

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.
Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Gumawa ang Panginoon ng walang hanggang tipan sa kanyang bayan, at pinagpala sila nang walang humpay. Bilang pagtanaw ng utang na loob sa kanyang kabutihan, may tiwala tayong sa kanya'y manalangin:**

*Panginoon, pagpalain mo ang iyong bayan.*

Iligtas mo, Panginoon ang iyong bayan,
— at pagpalaing masagana ang pamanang ibinigay.

Pagbuklurin sa isang katawan ang lahat ng nagtataglay ng ngalang Kristiyano,
— upang manalig ang daigdig kay Kristo na isinugo mo.

Ipakita mo ang iyong pag-ibig sa mga nagdurusa,
— sa iyong pahayag, mabuksan nawa ang kanilang mga mata.

Magdalang habag ka sa mga pumanaw,
— tanggapin nawa sila sa kasamahan ng mga banal

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,
magdulot nawa sa iyo ng papuri't kadakilaan
ang maghapong paglilingkod sa iyo.
Nilingap mo ang kababaan ni Maria
para sa aming kaligtasan.
Akayin mo kami sa kaganapan ng kaligtasang
inilaan mo para sa amin.
Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo,
kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.
Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan
at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalanging sa Gabi

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Natapos man ang maghapon, hindi ang magmahal;
Marami man ang hirap, pag-asa'y tumatagal;
Kunin yaring puso na pag-ibig ang may lalang
At sa pagkahimlay ay lagi nawang ingatan.

Laganap man ang dilim, ang ilaw ay narito,
May liwanag sa gabi, lakas ng mga tao.
Mata'y ipipikit ngunit ika'y katabi ko
Na laging tumitingin nang di malayo sa 'yo.

**Antipona:** O Panginoong aming Diyos, ang pag-ibig mo sa ami'y walang pagkapagod.

**Salmo 86**

*(Panalangin ng isang dukhang nasa kagipitan)*

Sa aking dalangin, ako'y iyong dinggin,
Tugunin mo, PANGINOON, ang aking pagdaing;

Ako'y mahina na't wala nang tumingin.
Yamang ako'y tapat, ingatan ang buhay,
Lingkod mo'y iligtas sa kapahamakan
Pagkat may tiwala sa 'yo kailanman.

Ikaw ang aking Diyos, ako'y kahabagan,
Sa buong maghapo'y siyang tinatawagan.
PANGINOON, ang lingkod mo'y dulutan ng galak,
Sapagkat sa iyo ako tumatawag.

Mapagpatawad ka at napakabuti;
Sa dumadalangin at sa nagsisisi,
Ang iyong pag-ibig ay mananatili.
Pakinggan mo, PANGINOON, ang aking dalangin,
Tulungan mo ako, ako'y iyong dinggin.

Dumaraing ako kung mayro'ng bagabag,
Iyong tinutugon ang aking pagtawag.
Sa sinumang diyos wala kang kawangis,
Sa iyong gawai'y walang makaparis.

Ang lahat ng bansa na iyong nilalang,
Lalapit sa iyo't magbibigay galang;
Sila'y magpupuri sa 'yong kabutihan.
Pagkat ikaw lamang ang Diyos na Dakila
Na anumang gawin ay kahanga-hanga!

Ang kalooban mo'y ituro sa akin,
At iyon ang tapat na aking susundin;
Turuang maglingkod nang buong taimtim.

O PANGINOONG Diyos, sa buo kong buhay,
Pupurihin kita magpakailanman
At ihahayag ko ang kadakilaan.
O pagkadakila! Pag-ibig mong wagas,
Dahil sa pag-ibig, ako'y iniligtas;
Di mo binayaang sa hukay masadlak.

Mayroong mga taong ayaw kang kilanlin,
Taong mararahas, na ang adhikain
Ay labanan ako't ang buhay ay kitlin.

Ngunit ikaw, PANGINOON, tunay na mabait,
Tapat at totoo, wagas ang pag-ibig;
Lubhang mahabagi't banayad magalit.
Ibaling sa akin ang awa mo't habag,

Iligtas mo ako at bigyan ng lakas;
Yamang naglilingkod sa iyo nang tapat.
Pagtulong sa aki'y iyong patunayan;
Upang mapahiya ang aking kaaway,
Kung makita nila yaong katibayan
Na ako'y inaliw mo at tinulungan!

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona:** O Panginoong aming Diyos, ang pag-ibig mo sa ami'y walang pagkapagod.

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(1 Tesalonica 5:9-10)*

Tinawag tayo ng Diyos hindi upang parusahan, kundi upang iligtas sa pamamagitan ng ating Panginoong Hesukristo. Namatay siya para sa atin upang tayo'y mabuhay na kasama niya, buhay man tayo o patay sa kanyang muling pagparito.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

**Antipona:** Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Panginoon,
bigyan ng panatag na pagkahimlay
ang aming mga katawan
at ang mga ginawa namin ngayon
ay magbunga nawa ng walang hanggang buhay.
Hinihiling namin ito sa pamamagitan
ni Kristong aming Panginoon.
Amen.**

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay.
Amen.